# Imprenta at Librería ni J. Martínez.

Cabildo 253 Intramuros, Teléfono 3283, P. Moraga 34-36, Teléfono 5005
at P. Calderón 108, Binundók, Maynila.

## Ipinagbibilí sa mg̃a LIBRERIANG itó ang mg̃a sumusunód na aklát sa wikang tagalog:

Búhay ni Aladino
« « Alejandre at D. Luis
« « Almanzor
« « Arturo, Lauro at Rosalio
« « Amáng si Jesús
« « Abecidario
« « Adan at ni Eva
« « Baldovino
« « Beatriz
« « Beata Maria
« « Bernardo Carpio
« « Bertong Laseng
« « Blanca Flor
« « Babaying Samaritana
« « Cabayong Tabla
« « Celira
« « Conde Urbano
« « Cricelda
« « Dama Inés
« « Diluvio Universal
« « D.a Mareela
« « D.a Maria sa Ahas
« « Doce Pares
« « Dr. José Rizal
« « Dr. José Burgos
« « D. Diego at D.a Juana
« « Doncella Teodora
« « Diego de Marcilla
« « Edmundo
« « Eliseo at ni Feliza
« « Eliseo at Hortensio
« « Esopo
« « Emilio
« « Felizardo
« « Fieles Amantes
« « Florante at Laura
« « Florentina
« « Floriño
« « Gonzalo de Córdova
« « Gunlás
« « Graciano at ni Gaudencio
« « Huaran ng̃ calinisan ng̃ puri
« « Haring Asuero
« « « Calabaza
« « « Saúl at David
« « « Salomón
« « Ibong Adarna
« « Isabela
« « Jacobina
« « Jaime del Prado
« « José Vendido

Búhay ni José Flores
« « Juan Bachiller
« « Juan at Maria
« « Juan Patáy
« « Juan Tiñoso
« « Juan Tamad
« « Juan Labuyo
« « Julieta at Romeo
« « Leopoldo
« « Ludovico
« « Landás na tuntunin
« « Ligaya sa Lang̃it at Mundo
« « Manrique
« « Maria Merced
« « Mártir de Gólgota
« « Ntra. Sra. de Antipolo
« « Panaginip ng̃ pag-ibig (Comedia)
« « Perpetua
« « Pantinople
« « Príncipe Gimeno
« « « Orontis
« « « Igmidio
« « « Oliveros
« « Pitóng Infantes de Lara
« « Proceso
« « Plus-Santorum 3 pangcat
« « Poncio Pilato
« « Reina Mora
« « Rodolfo
« « Rodrigo de Villas
« « Rolante y Claudina (Comedia)
« « S. Isidrong Magsasacá
« « S. Francisco de Sales
« « Santa Ana
« « « Eulalia
« « « Regina
« « « Elena
« « Sigesmundo
« « Sofia, Teresa at Maura
« « Sagrada Misa
« « Santong si Moisés
« « Tablante de Ricamonte
« « Tatlóng Número
« « Tatlong Personas
« « Tomás at Maria
« « Totoo at Sinung̃aling
« « Ulirán ng̃ Cabaitan
« « Urbana at ni Feliza
« « Villarba
« « Vivencio at Teofila

**Isang palaisipan: Biru-biru kung sanlan-tamaan ₱ 0.20**

168



BUHAY nang dalauang magcasintahan sa cahariang Borgoña na pinamagatang

# MAGCARAYAP

AT NANG isang pastorang tubo sa villa na naguing asaua nang hari sa

**ISANG CALABAZA**


MAYNILÀ, 1918.

Limbagan ni J. Martinez

253 Cabildo, Intramuros.--Teléfono 3283.

# BUHAY

Nang dalauang magcasintahan sa cahariang Borgoña na pinamagatang

# MAGCARAYAP

AT NANG

Isang pastorang tubo sa villa na naguing asaua nang hari sa

# ISANG CALABAZA

Icaapat na pagcalimbág

MAYNILA, 1918.

IMPRENTA, LIBRERIA AT PAPELERIA
NI
J. MARTINEZ
34-36 P. Moraga, 108 P. Calderón at 253 Cabildo, Intramuros.
TELÉFONOS 5005 y 3283

# SA BABASA

Pasintabi aco manga camahalan
na nangariritong nangagcacapisan,
ninasa nang loob cayo'i mahandugán
ng dalauang vidang sucat paglibangán.

Ang una,i Carayap ang pamagát bagá
at ang icalaua ay cay Calabaza,
ang dalauang ito'i hango sa novela
na napag-aliuan ng palad cong mura.

Ito'i uala nganing sucat icahanga
sa mga balitang guerreros na madlá,
gayon ma,i sandaling magbibigay tua
sa alin mang pusong lugmóg sa dalitá.

Caya cun tulot na ninyong mauilihin
pasisimulán co yaring pagtuturing,
nguni ang samo cong bilang hinihiling
na cun may mali man inyo ng pagpunin.



# Ang Carayap



Nang unang panahón sa reinong Borgoña
may magcaibigang dalauang dalaga,
mulang maguing bata hangang mag-asaua
ang pagtitinginaʻi ualang icalaua.

Sa calac-han ngani ng pag-iibigan
ang dalauang itoʻi di naghihiualay,
anopaʻt sa lagay ang nacacabagay
ay sa magcapatid mahiguit pang tunay.

Ang manga asaua ay gayon din naman
palibhasa silaʻi magcacapitbahay,
anomang cacanin nilang cabuhayan
hindi matutuhang caning pag-isahan.

Cahiman at anó ay paghahatiin
ualang humihiguit na sino maʻt alin
ito maʻi mapanis ay di quiquiboin
cun uala ang isaʻi pilit na hihintin.

Sa guinayon gayong mahabang arao na
matrimonio nilaʻi hindi nagbubunga,
humingi nang aua sa Dios na Amá
na magcaanac din sila ng tig-isa.

Sabihin pa baga ang pag-iibigan
at ualang anomang pinagtatalunan,
magcapatid mandin ang canilang lagay
parang isang tiyan ang pinangalingan.

Ang uica nang isang binigcas na sabi
cun aco'i mag-anac nang isang lalaqui,
saca icao naman ay isang babai
magbalae tayo cun baga't mangyari.

Oo ang sinagót naman nitong isa
at tayo'i maglacbay paroon sa Roma,
humingi nang aua sa Nuestra Señora
na mag-anac tayo cahit titig-isa.

Minagaling itong canilang naisip
na napasa Roma't tutuparing pilit,
ang naguing pangaco, niyon di'i umalis
ticang gaganapin ang canilang nais.

Nagnovena sila nang siam na arao
at nangagpamisa doon sa simbahan,
humingi nang auang magca-anac lamang
at upanding sila ay pagcalooban.

Ano'i nang matapos ang pagnonovena
sa canilang bayan ay nagsi-ouina,
manga catuaan sabihin pa baga
hangang sa dumating na ualang balisa.

Di co pag-aanhin nang malibang arao
ang sinasabi co na magcaibigan,
nangagsipag buntis loob nang Maycapal
talaga nang Dios capua naglaman.

Nang ang cabuntisan ay pitong buan na
may pinagtalunan babaing dalaua,
manga pag aauay nila'i sabihin pa
pagcacagalitan nang isa at isa.

Ay sa magcagayon pagdaca'i nagsabi
maguing anac co man aniya'i babai,
at ang iyo naman ay maguing lalaqui
ang pagbabalae'i di na mangyayari.

Ano'i ng sumapit ang siyam na buan
dumating ang arao na capanganacan,
nasunod na lahat ang capangacoan
talaga nang Dios nagdaang mahusay.

At itong nangacong caniya'i lalaqui
sa aua nang Dios ay siyang nangyari,
at yaong nangacong caniya'i babai
hingi sa novena'i siyang nanatili.

Ina nang babai'i guinauang paraán
doon nagpabinyag sa malayong bayan,
nang mabinyagan na dumating sa bahay
sinootan agad nang baro't salaual.

Inilihim niya anac na babai
dito sa causap ayon sa nangyari,
manga pagtatalo'i siyang dilidili
ang pagbabalae'i nang di na mangyari.

Di co pag-aanhin niyong malaon na
ay nangagsilaqui ang batang dalaua,
saan man patungo'i magcasama-sama
at magcalaguyo pagcabata nila.

Niyong lumaqui nang pitong taong edad
ang nangaco baga nang lalaquing anac,
pinapag escuela't matuto ang hangad
mapara sa ibang isip ay mamulat.

Ano'i nang maquita na nag-eescuela
nang calapit bahay ay capagcaraca,
pinapasoc naman yaong anac niya
nang di mahalatang babai'i caniya.

Ito'i magcasamang pasa-escuelahan
at magcacapisan niyong pag-aaral,
magcasama-samang di naghihiualay
anoman ay ualang pinagtatalunan.

Sa pag-eescuela maguing pitong taon
sa aua nang Dios capua dumunong,
di co pag-aanhin mana'i nagcataon
capua napatayó pintó nang escalon.

May capunong dayap doon sa harapan
may bugtong na bungang canilang natingnan,
pinitas nang isa't ang uinica lamang
ito'i ating canin cun anó ang namnam.

Ating paghatiin quita'i magcabiyag
magpamulá ngayon quita'i magcarayap,
nang macain nila, camay pinag lapat
at saca nag-uicang quita'i culang palad.

Cun naguing babai alin sa dalaua
quita disin sana'i siyang mag-asaua,
napangiti lamang babai,i, nagtaua
at dina nagturing nang anoman siya.

Ito namang isa'i hindi na umimic
napatiguil lamang uari'i nag-iisip,
at sa pagca-upó ay biglang nagtindig
quita'i umoui na't lalatang ang init.

Saca sinalita't canilang tinuran
anila'i ang atin na manga magulang,
caya nagnovena'i sa atin dahilan
nang silang dalaua'i magbalae lamang.

Di co pag-aanhin nang malao't ganap
na mahusto nanga ang canilang edad,
anac na dalaga ay nagsabing agad
sa magulang niya nang gayaring saad.

Aayao na acong masoc sa escuela
magdamit lalaqui't aco'i dalaga na,
yayamang aco po'i may munting dunong na
saca ang dibdib co'i nahahalata na.

Oo anang ina'i ang lalong mabuti
icao naman ngayo'i magdamit babai,
sa ating cahangan huag magsasabi
na icao ay aquing anac na sarili.

Nang isang umaga siya'i dinaanan
arao nang Sabadong pasasa simbahan,
pagtauag sa lupa ang ina'i dumungao
cahapon pa'i hindi na oui sa bahay.

Itong tumatauag ay nagpatuloy na
at itong dalaga naman ay nagsimba,
nagcatapat naman sa pagluhod nila
nagcacaibayó lagay nang dalaua.

Nang magcalahati ang misa nang padre
lalaqui'i lumingo't ang uica'i gayari:
si Carayap pala aniya'i babai
mutyá sa puso co na parang diamante.

Ano'i nang matapos ang mahal na misa
itong magcarayap nama'i lumabás na,
yaong bagong tauo ay nang dumating na
ay sinabing agad sa ama at ina.

Si Carayap pala aniya'i babai
na isang dalagang maganda't mabuti,
aco ay nabihag nang sintang malaqui
usisain ninyo ang usapang dati.

Naparoon agad ina'i naniuala
ang pagbabalae ang inuusisa,
parang napaitan nang masabi na nga
anac co aniya'i cahapon pang ualá.

Diyata ang tugon magcasama-sama
di naghihiualay sa pag-eescuela,
itong naririto aniyang dalaga
quita nang anac co caninang umaga.

Nguni't alin baga dalagang narito
isinagot naman iya'i pamangquin co,
na doon sa Francia tinubuang reino
ulila nang lubós ay inalila co.

Ang uica nang isa'i ang ating tipanan
caya nagnovena'i magbalae laman,
sabihin ang galit nang pinagsabihan
manga isinagot uicang mahahalay.

Ang nag-uusisa pagdaca'i umalis
at anoman lamang ay di na umimic,
dumating sa bahay niyong macapanhic
agád itinanong nang asauang ibig.

Sagot nang babai'i di co na pagturan
yaong pinag-uicang mga mahahalay,
ang mabuting lalo'i ating pabayaa't
ang Dios ang siya na pabahalaan.

Di co pag-aanhin itong bagong tauo
pinag-isip niya ang bagay na ito,
sumulat nang munti palama'i ganito
sa mutyang Carayap ganito ang verso.

Ang sabi sa sulat na ipinalaman
cahima't mabigat parahing magaan,
sang-ayon sa atin bagang salitaan
ibig co ay quita'i magcausap lamang.

Cun magunita co ating pagsasama
at sa isang oras ay di ca maquita,
halos na pumanao ang aquing hininga
aco man ay buháy ay parang patay na.

Totoo't maraming babai saan man
na sucat duluguin, ay uala sa agam,
icao rin ang aquing nagugunam gunam
mutyá sa puso co na di pagsauaan.

Diyata cun aco'i di mo nililimot
tapat ang loob mo ang una'i sa Dios,
hiling co sa iyo sinta co at irog
sa puno nang dayap quita'i macaumpoc.

Arao nang Sabadong matapos ang misa
doon sa escalón sila'i nagquiquita,
itóng bagong tauo ay nagtanong baga
sa manga usapan nang magulang nila.

Sagót nang dalaga'i aquing naalaman
caya nagnovena'i sa atin dahilan,
paano'i si iná totoong aayao
Dios na ang atin na pabahalaan.

Aayao man sila't cun loob nang Dios
di aco tatangui't macatatalicod,
cun sumuay naman nang sa inang utos
ay casalanan din sa Virgeng tibobos.

Ang sa bagong tauong sagót sa dalaga
quita'i di pa tauo nang mag-usap sila,
itiim sa puso ang malaquing sinta
at ang sacramento naua't tamuhin ta.

Hiling co sa iyo casi co at sinta
pabahalaan ta ang Dios na Ama,
bucas ay magsimba't daraanan quita
nang quita'i tulungan nang Virgen María.

Aco ay bibili dalauang candila
quita'i magtig-isa't humingi nang aua,
itong sacramentong ating ninanasa
upang mapatuloy magaling na banta.

Dalaga'i tumiguil at nagdilidili
mariquit na banta'i baca di mangyari,
nguni't cun sa Dios namimintacasi
pilit matutuloy ang nasang mabuti.

Sinunod na lahat na hindi naliban
natapos ang misa'i nuling nag-usapan,
nagagayac ngayon ang aquing sasaquian
aco ay sa iyo ay mag-papaalam.

Cahima't aayao ang mut-ya mong ina
labing-tatlong buan aco'i hintin muna,
sa tipang cong arao at di narating pa
icao aquing poon ay mag-asaua na.

Capag-tutulac na ang aquing sasaquian
babaril nang isa't nang iyong maalaman,
pagladlad nang layag ay gayon din naman
ang dalauang putóc ay pagpapaalam.

Mariquit cong poon sula nang panimdim
sa aquing pag-alis cun aco'i dumating,
para nang datihan ang aquing gagauin
ang salva'i dalaua na putóc nang baril.

Cun ang sasaquian co'i ipopondo co na
isang putóc naman aquing isasalva,
pagcauica nito ay napaalam na
sabihin ang lumbay nang isa at isa.

Habang lumalayag ang luha'i nanatac
at mahihiualay sa sinta at liyag,
lalo ang dalaga'i malaqui ang habag
ang paá ay halos hindi na mabuhat.

Nang malibang arao caniyang pag-alis
na apat na buan cumulang humiguit,
pinapasuguan dalagang mariquit
isang bagong tauong anac nang may bienes.

Ipinaquitipan nang ama at ina
dito sa dumating na nangangasaua,
ang términong trato na nayari nila
sa siyam na bua'i macacasal sila.

Ano'i nang sumapit ang siyam na buan
itong magbalae'i iguinayac naman,
nang nahahanda na boong casangcapan
icapat na lingo'i siyang pagcacasal.

Oras nang pagcacasal ay siyang pagdating
nang inaarasa'i pumutoc ang baril,
dalaga'i nabual sa tindig na tambing
sa hiyang malaqui ay di nacapiguil.

Pinagsaclutanan doon sa simbahan
nang mahimasmasan isip ay luminao,
sa malaquing hiyang ualang macabagay
halos na mapatid ang hiningang tangan.

Ano'i nang matapos ang mahal na misa
itong iquinasal nama'i lumabás na,
ano'i nang dumating sa bahay nanhic na
bumaril na mulí doon sa aplaya.

Nabual na mulí sa sillang loclocan
naguing tatlong oras bago natauhan,
sa gayong carami nang tauo'i isa man
ualang nacamasid nang pagayon bagay.

Nang mahimasmasang luminao ang isip
pinaghulo-hulo nang caniyang bait,
pinagnilay-nilay at pinag-iisip
sucat marapating gagauing matuid.

Itong bagong-tauo'i umahon pagdaca
sa canilang bahay ay siya'i noui na,
agad itinanong sa ama at ina
sa ating cahangan, anó ang abala.

Sa ama't sa inang pagdacà'i tinuran
ang iyong Carayap siyang iquinasal,
pagcasabing gayon pagdaca,i nabual
na malaong oras bago natauhan.

Nang mahimasmasang luminao ang isip
pinaghulo niya sa sariling bait,
pinagcuro curo ang lalong matuid
mapahinguil bagá sa Dios sa langit.

Naisipan niya'i cumuha nang papel
sumulat nang munti't ang ipinagturing,
cumusta na lamang at di na sabihin
ang hinanaquit co'i sa iyo rin dahil.

Cun gayon din lamang may asaua ca na
ang mabuti ngayon ay magpatauad ca,
doon sa escalóng pinag-usapan ta
sa puno nang dayap mangyaring magquita.

At ipinadala sa sinta at liyag
yaong isang bata'i inutusang agád,
sa pag-aabutan nila nitong sulat
ay uala isamang tauong nacamalas.

Binasa pagdacang nanatac ang lúha
sa sinoma'i uala na nacahalatá,
nalalamán doon ay nang maunaua
guinanti ang sulat nang ganitong uica:

Ang tugon sa sulat ay óo aniya
aco'i parorooón ay umuna ca na,
sa puno nang dayap pinag-usapan ta
ang calangcap nito'i ang madlang cumusta.

Nagbihis nang damit na ipinagcasal
sampo pa nang hiyas na na sa catauan,
at saca nanaog na nagpatuluyan
ualang nacaquita't ualang nacamalay.

At saca lumacad na nagpatuloy na
sa sintang dumating maquiquipagquita,
sa puno nang dayap nang dumating siya
itong bagong-tauo'i bumati pagdaca.

Big-yan ca nang Dios nang magandang arao
at nagquita quitang ualang caramdaman,
baquit baga aco ay iyong linisan
at linimot mo na ang ating usapan.

Sagot nang dalaga aniya ay hindi
ang na sa loob co'i hindi napapaui,
quinasal man aco'i bigay lamang budhi
si ama't si ina ang napasa pare.

Anang bagong tauo'i cun gayon aniya
ang na sa loob mo'i di rin nag-iiba,
quita ay magcamay at ito'i uacas nang
sino man sa ati'i uala nang aasa.

Sagot nang dalaga aniya ay óo
gauarin mo ngayon ang canang camay co,
ito'i catibayan nitong ating tratong
sino man sa ati'i hindi maglililo.

Dalauang nagcamay ay catacátacá
naghinang ang palad na hindi macuha,
nabucsan ang langit na catapat nila
ángeles na madlá ang nangagcacanta.

At may isang voces na doo'i nagsulit
na catuatuang mariquit ang tinig,
cayong mag-asaua'i lubós ang pag-ibig
doon iquinasal sa gloria nang langit.

Icalauang auit sabing binitiuan
voces na nagcanta na calayao-layao,
caya nagnovena,i sa inyo dahilan
nang mangyaring sila'i magbalae lamang.

Voces na nagsaysay ang sabi,i, ganito
sunod na inauit ay paquingan ninyo,
cayo nga ang siyang magcasing esposo
nang cayo'i casalin ay hindi pa tauo.

Nang ito'i matantó niyong sambayanan
padres, arzobispos at manga cardenal,
nangagsiparoón ang sangcaharian
sa laquing hiuagang canilang natingnan.

Nang dumating doon ang boong sang-reino
at mangagcapisan ang lahat nang tauo,
pati ama't ina nang balaeng bago
nangag si parcon silang paparejo.

Ano'i nang dumating at mapisan lahat
ang nagcantang voces umuling nangusap,
caya nagcabunga'i sa pagnonovenas
nang cayong dalaua'i magcaisang palad.

Catapusang canta niyong manga ángel
unang quinasala'i siyang casamahin,
at ang huli baga ay inyong tauaguin
magsilbing padrino siyang marapatin.

Umuling nagsabi voces na maganda
niyong manga ángel na nangagbabadya,
naguing catapusan nilang quinacanta
padre, icao diya'i siyang bahala na.

Cayo ay pumasoc doon sa simbahan
dalaua'i casalin at patotohanan,
quinasal nang padreng hindi inaliban
nacalag ang camay sa pagcacahinang.

Nanao na't umalis yaong manga ángel
silang nanga iuan ang tua'i sabihin,
itong iquinasal ay nagsilabás din
sa canilang bahay omoui nang tambing.

Ito ang siyang naguing uacas hanga
nitong magcarayap na nasabi co na,
sa pagcacasundo t loob na maganda
nagcaisang palad sila ngang dalaua.

Na cun caya ito'i nagcaisang palad
sa capangacoan na pagnonovenas,
diningig nang Dios ang manga pagtauag
at binig-yan sila niyong auang ganap.

Nang di naman sucat pamarisang gauin
itong pangangaco sa mag-inang Vírgen,
na tatalicdan nga at di tutuparin
bago'i alam niya gaua nating lihim.

Gaya sa nangyaring ating napaquingan
sa magcacarayap na mga magulang,
nagsipagnovena't magbalae lamang
ng magcagalit na'i pauang tinalicdan.

Sapagca't alam nga nitong P. Dios
lahat nating gaua'i pauang lico't buctot,
cun tayo'i magsisi ng taos sa loob
ay patatauari't aamponing lubos.

At cun baga tayo'i may capangacoan
sa Vírgen Maríang camahal mahalan,
cun magcaalit ma'i di sucat talicdan
at siya ang dapat na ating daingan.

Di baquin nga yaong mga ama't ina
nitong magcarayap na nasabi co na,
nangag cagalita'i Dios ang nag-adyá
dahil sa pangaco sa pagnonovena.

Talastas ng Dios mga gaua natin
ualang malilingid masama't magaling,
sa daang matuid cun cayo'i malinsil
pag nahinging aua ay natututo rin.

Hangang dito lamang at uala ng ibá
tauad ang hingi co sa magsisibasa,
cun baga sacali't nagculang sa letra
bahala na'i cayo na magpupunó na.



# Cay Calabaza

Cayong mga santos ángeles sa langit
nangagsasaliuan letrang maririquit,
tulungi ang dilang magsabi't magsulit
ng isang salitang aquing isasambit.

Nang unang panahon ng nabubuhay pa
si Adoveneis hari sa Borgoña,
lumabas sa parang nanghuli ng usá
siya'i natiualág sa mga casama.

Sa linacad-lacad siya'i may naquita
isang cubong bahay may isang lagüerta,
ang nag-aalaga'i dalagang maganda
at ang tinatanim miló't calabaza.

Ang uica ng haring sa dalaga'i tanong
itinatanim mo'i ano bagang cahoy,
sagot ng dalaga na sa hari'i tugon
ang tinatanim co'i calabaza't milón.

Nagcataon namang hari'i nauuhao
naqui-usap siyang painumin lamang,
cami'i nangangaso sa init ng arao
ay nagdamdam aco nitong cauhauan.

Sagot ng dalaga oh haring marilag
cami po'i may tubig sa sisidlang salat,
saca icao poco monarcang mataas
sa saro'i iinom alanga't di dapat.

Cun mayroon sana na guintong dalisay
sa Sacro-fuenteng tubig ay masidlan,
siyang ucol dapat sa iyong carictan
sa hamac na saro'i alanga't di bagay.

Ang sagot ng haring sa dalaga'i sulit
cahima't sa saro tubig ay malamig,
ang dalaga naman sa bahay ay nanhic
agad pinainóm ang haring mariquit.

At capagcainóm iniabot naman
saro sa dalaga ay capagcatangan,
biglang inihampas sa puno ng hagdan
nagsi panambulat ang saro'i namunglay.

Maquita ng hari ang gayo'i nagtacá
sa loob ay ualang galang ang dalaga,
at sa capusungan na guinaua niya
aco ang bahalang magbigay parusa.

Tinitingnan mo ng acong naglalacad
ay daquilang haring may coronang hauac,
baquit yaong sarong aquing iguinauad
pagcapa sa iyo'i bigla mong binasag.

Caya co binasag sagót ng dalaga
sarong lauo't lauong tinago ni ina,
cauicaan co po oh haring monarca
di co na po ibig inumán ng iba.

Pagcasabing gayon ay di na nangusap
hari umu-ui na doon sa ciudad,
ang nasoc sa loob sa sariling hagap
babai'i may bait na caniyang causap.

Di co pag-aanhin isang arao baga
nag-utos ang hari sa soldado niya,
isang bagong bangá ay ipinadala t
sidlan dao nang isang boóng calabaza.

Dito sa soldado ay ipinagbilin
doon sa dalaga ay iyong sabihin,
pagsisilid niya'i huag babasaguin
bangá't calabaza'i capua boó rin.

Palibhasa ngani dalaga'i may bait
hustó ang acala't boong pag-iisip,
laláng na guinaua'i caniyang pinalit
niyong isang bangá na dating may silid.

Siyang ibinigay dito sa soldado
at ang idinulong uica ay ganito:
itong bangá'i boó ay naisilid co
ay boo rin namang hahangoin ninyo.

Madali't salita'i pag-anhin co pa po
pasán nang soldado itong bangáng boó,
dinala sa hari't ipinahahango
bangá't calabaza'i capua rin boó.

Maquita nang hari ang padalang bangá
ay di na nangusap at di na nag-uica,
ang nasoc sa loob sa sariling haca
mag-utos na uli nang ibang pacaná.

Nagpadalang molí sa soldado niya
niyong isang frasco dito sa dalaga,
sidian dao nang gátas nang lalaquing vaca,
capag di nasunod magcacamit dusa.

Sagot nang dalaga sa hari'i gayari
ang amaco poco'i nanganac cagabi,
utos man nang hari'i ualang pangyayaring
cumuha nang gátas nang vacang lalaqui.

Sinong di magtacá sa pagcacatapat
nang hari't dalaga nitong pag-uusap,
alin cayang tauong lalaqui'i nag-anac
at aling lalaquing vaca'i nagcagatas.

Isang cafiestahan nang haring malaqui
panauohin niya'i caballero't conde,
hari'i nagpadala pipít sa babai
palabasán mo rao nang pitong putage.

Dalaga sa hari'i nagpadala naman
nang isang carayom at cunan dao lamang,
nang isang cauali, itác at duruan
at dito sa pipít ay paglulutuan.

Ang sagót nang hari ay cun baga't gayon
mataas ang bait nang dalagang yaon,
cun siya'i totoó na sacdal nang dunong
animo ay dacpi t talian ang álon.

Ang soldado nama'i nagbalic nang agad
dito sa dalaga ay capagca harap,
sabi'i inutusan nang haring marilag
talian mo rao pó ang álon sa dagat.

Sagót nang dalagang sa soldado'i bilin
siya'i isang hari mahalay suayin,
hayo na soldado at iyong sabihin
itong padala cong margaha'i lubirin.

Ang soldado nama'i nagbalic na muli
dala ang margaha sa mahal na hari,
lubirin mo rao pó at capag-cayari
sa daracping álon siyang itatali.

Pagcasabing gayon pagdaca'i nagalit
ang boong catauan ay halos nanginig,
sa sangsinucuban nitong lupa't langit
sa margaha'i sino ang macalulubid.

Nag-utos na mulí sa soldado niya
sundin mong caonin ngayon ang dalaga,
at sa capusungán nang guinaua niya
aco ang bahalang magbigay parusa.

Ang bilin nang hari dito sa cumaon
icao ay madaling dumating din ngayon,
ang dalaga nama'i hindi na tumutol
sa utos nang haring ihulog sa balón.

Ito namang balón na paghuhulugan
tapat nang bintana nang haring marangal,
cun baga ang hari ay nanunungauan
ang abáng dalaga ay napapanunghan.

Di co pag-aanhin ang haring daquila
nang isang umaga siya'i namintana,
sa dalaga naman natanauang bigla
naquisindi siya sa haring daquila.

Ang uica nang haring sa dalaga'i sagot
aco'i isang haring camahala,i bantog,
dahil sa hiling mo caya mananaog
doon ca magsindi sa apóy sa bundóc.

Ang dalaga nama'i hindi na cumibo
sa sagot nang haring tila nagbibiro,
di co pag-aanhin hari'i nagpálaró
dalaga sa balón ay ipinahango.

Ang uica nang hari dito sa dalaga
patauad na quita sa lahat nang sala,
datapua't aco'i hangang may abala
ay icao ang siyang magcococinera.

Dito sa dalaga'i ang ipinagbilin
icao ay magluto nang manga pagcain,
lahat nang putage'i lutong magagaling
malasang masarap nang magsisicain.

Tiquis na guinaua nang dalaga't laláng
ang tanang putage ay di man inasnan,
ipinagdiriquit sa puit nang pingan
ang sangcap na asin na di nagcuculang.

Ano'i nang cumain doon sa lamesa
ang sacramajestad at real consulta,
doo'i ualang asing canilang malasa
ay ipinacaong muli ang dalaga.

Di cun caya quita pinapangosina
pagca't matalino'i siyang mamahala,
baquin baga aco ay iyong hiniya
sa panaohin co puri co'i sinira.

Ang dalaga nama'i sumagot nang agád
sa real consulta at sacramajestad,
tingnan sa ilalim at cung ualang sangcap
aco po ay iyong hatulan nang dapat.

Ipinabuhat na sa manga calapit
nang hari't caniyang ipinasisilip,
mayroon ngang asing nagsisipaniquit
tumiguil ang hari't ito'i pinag-isip.

Saca ang uinica'i ang lagay nang asin
cun inilahoc mo'i munting galing disin,
malasa't malasap nang magsisicain
cahulugan nito'i turan mo sa aquin.

Oh mahal na hari sagót nang dalaga
sa tanong mo poco'i masasagót quita,
cun caya ang asin di co isinama
cahulugan nito'i aco nga't di ibá.

Na cun ang apóy pong nasa cabunducan
turo mo sa aquin siyang pagsindihán,
saca iyang asin sa puit nang pingan
di ninyo malasa'i nariyan din laman.

Sapagca't acó po ay tauong mahirap
hamac na pastorang ang taha'i sa gubat,
cun aco nga sana ay taga ciudad
mura ma'i mahal din cun cayo'i caharap.

Dito sa uinica nang dalaga't sagót
umiling ang hari't ang noo'i tinutóp,
nabuyóng suminta't puso'i nalamuyot
pacasalán niya ang nais nang loob.

Noon di,i quinasal ang hari't villana
at cusang binihis tuloy naguing reina,
bago'i isang abá't hamac na pastora
sa tamis nang dila ay namahal siya.

Sa habang panahon nilang pagsasama
ang pag-iibiga'i nagcasirá bagá,
sa taas nang isip nang mahal na reina
hari'i nagcaroon nang galit na sadya.

Ngayon ang uica co ay ang magaling pa
moui cana ngayon sa ama mo't ina,
na huag maliba't ngayo'i umalis ca
sa tahanang bundóc ay magsauli ca.

Ang aquing padalang pabaon sa iyo
ang balang maibig anomang magusto,
maguing guinto't pilac damit ay narito
ang dalauang dama ay ipagsama mo.

Ang mahal na reina i di na nacaimic
ang luha na lamang ang namamalisbis,
ang nasoc sa loob niya't pag-iisip
ay masamang palad caniyang sinapit.

Madali't salita ang hari'i nagtindig
sa catreng hihigan tuloy na humilig,
nagtulogtuluga't parang tinitiquis
pag-alis nang reina parang hindi batid.

Mamasdan nang reinang hari'i natutulog
sa catreng hihigan pagdaca'i dinulog,
hari'i quinumutang sa habag nang loob
saca tinauagan ang mga criados.

At tuloy sinabi na inyong buhatin
hari'i ipanaog sa bundóc ay dalhin,
ang pagbuhat ninyo ay pagdarahanin
na hangang sa bundóc ay hindi maguising.

Binuhat na nilang pinagtutulungan
at ipinanaog sa palacio real,
ang catre'i nauntog doon sa pintuan
hari ay naguising at naguiclahanan.

Ang uica nang hari anong bagay ito
tauong natutulog ay cun ina-ano,
baquit binubuhat itong hihigán co
itatapon yata acong hari ninyo.

Pagdaca'i tumauag manga de la guardia
tanang criados co'i piiting lahat na,
cami'i ualang malay at di namin sala
ang may utos nito'i ang mahal na reina.

Ang sagót nang hari ay saan naroon
ang mahal na reina na nag-utos noon,
agad nang tinauag na ipinacaon
aco'i baquin baga ipinatatapon.

Ang mahal na reina'i sumagot pagdaca
¡abá esposo co abá aquin sinta!
di baga uica mo sa aquin canina
nang ipagtabuyang aco'i umalis na.

Di baga uica mo na pumili aco
ano mang maibig na aquing magusto,
maguing guinto't pilac anoma'i dalhin co
icao ang napili na cunin co rito.

Aco'i yumaman ma't umiguing totoo
di rin mababantog aco sa sang mundo,
caya umalis ma't icao ang dala co
puri co sa Dios gayon din sa tauo.

Munting halay baga sa Divino Verbo
quita'i maghiualay ay may sacramento,
sisisihin ca pa nang manga consejo
at naquisama ca sa hamac na tauo.

Doon napag-isip baga't napagnilay
nang mahal na hari ang pagayong bagay,
ano man nga palang aming cahinatnan
mag-asaua cami hangang nabubuhay.

Pataued esposang aquing minumutyá
pataued ang sala na aquing nagaua,
aco nga ang tunay na napacasama
at di co naisip casalanang madla.

Magmula na noo'i halos dinagdagan
pagsasama nila at pag-ibigan,
hangang sa gumaling ang canilang búhay
umigui at ualang pinagtatalunan.

